## LOVE'S CONVICTIONS AND PERENNIAL SKY

NILES JORDAN BREIS, Makata ng Taon 1994

*That which is incompatible when one speaks of spaces in between is not only what HINDI BAGAY seeks to unlock or apparently pines for. Primarily, the book is all about love and its familiar/unfamiliar complexities/complications—all within the presumption that love itself defies all forms of objectification, imagined or not. As such, there's a need for operative retelling, by way of poetry for instance and perhaps with images lusher than any film. This brings us also to Jerry B. Grácio's unapologetic stance on why love, exclusive or not, must be partly redefined—repeatedly, if need be—in or through highly accessible poetic articulations. And yes, HINDI BAGAY easily fits the bill. It really is without undermining the astute impressions at hand.*

*So there—impressions. And very pictorial ones, in fact, to the point that many poems in the collection are filled with body-centric disclosures for which Grácio is partly famous. His screenwriter's eye transforms a word or*

phrase into what is illustrative, with human detail. All the impressions thus enumerated may be viewed as convictions as well as Grácio plays fancifully with desire and memory or with pain and frolic, despite his incantatory submission to the beloved in Poem #10.

HINDI BAGAY, divided into three (3) main sections, ends with a sanctifying lilt of some sort though the prior work, specifically Poem #57, tries to gain some foothold in a love's perennial sky while the lover himself, in one ecstatic cry, claims to be exploding amid the dying stars. Optimism in here may allude to love as verity and by extension, save for "red briefs" and "handsomeness" in two poems, the book is also as absorbing as any authentic experience of love or loving beyond gender, beyond genitality.

As ever, Grácio writes with verve, with recurring flow and HINDI BAGAY is unusually rich—a tapestry on the universality of love, with the sound of the fire roasting some dry leaves elsewhere or a walk up some carpeted stairs while dreaming up the roar of distant rapids.

## ON LOVE AND ITS IMPERFECTIONS

REYSELJAN DE LOS TRINOS, Institute for Social Research

In an age seemingly fixated on the consumption of the fantastic and anti-real—from Netflix series to superhero movies, the prevalence of fictional news and alternative histories, to larger than life public and political figures—Jerry B. Grácio's HINDI BAGAY retraces the steps back to the familiar and the ordinary, albeit through a not-so-familiar-and-ordinary trajectory: poetry.

There is talk of love and its imperfections in this collection, divulged through the experience of the mundane: the atmosphere of cheap drinking joint side-by-side an obrero singing his rendition of Aegis (Tula #4); of consciously keeping count of sent emojis and stickers (Tula #21); and the taste of bland miso soup and phallic indentations on fitted boxer briefs (Tula #1, Tula #61). The frailties of human agency is exhibited at the forefront of the persona's experiences. There is an expectation of pain. There is self-doubt. There are pleadings for reassurance.

*HINDI BAGAY capitalizes on these frailties of human agency. Love is stripped down to its most elementary parts: libido, longing, desire, and everything else in between. Love here presents a human face, prone to corruption and misdirection. But perhaps this is where love blooms fully and finds its victory: when the body is tired and the mind starts to question, when the spirit senses the verge of defeat.*

*And similar to the realizations of the poets of old, Grácio also alludes to his own defeat in this collection. "Walang tula na kayang ilarawan ang pag-ibig" (Tula #32). But this same defeat points us to the world outside the page—towards our own familiar and ordinary—and find triumph traversing its landscapes. Finding the phenomenal and magical amidst its cracks and creases—to triumph in finding love.*

## IBA PANG AKLAT NI JERRY B. GRÁCIO

*Apokripos (2006)*
*Aves (2009)*
*Minsan Lang Sila Normal, ed. (2012)*
*Waray Hiunong Sa Gugma |*
*Walang Tungkol sa Pag-ibig (2017)*
*Bagay Táyo (2018)*

HINDI BAGAY

jerrygracio@gmail.com | FB: /jerry.gracio

Disenyo ng pabalat at mga guhit ni Karen Francisco



Inilathala ng:



VISPRINT, Inc.
2810 Alcaver Street, Barangay San Roque, Pasay City 1303 Philippines
www.visprint.net • book_inquiry@visprint.net

ISBN:

Unang limbag Hulyo 2018



*Para kay Pitbull:*
RAYMOND BERNABE REÑA

*Mahal, natanto kong hindi bagay*
*na gumisíng isang araw na hindi na kitá mahal.*

# NILALAMAN













Nagdududa táyo kapag umiibig
Sa pagitan ng dilim at liwanag
Namimingaw táyo kapag umiibig
Di ako nangakong magiging madali
Tumatapang táyo kapag umiibig
Ang sabi mo, Mahal
Mandirigma táyo kapag umiibig
Matúlog ka, Mahal
Mananahan táyo kapag umiibig
Lumalaswa táyo kapag umiibig
Hindi ang yakap o ang halik, hindi
Pagkatápos nito
Dalawang linggo na kitáng hindi nadalaw
Di na táyo nagkikità
Nabubuo táyo kapag umiibig
Dahil dati, hindi ako naniniwala
sa walang hanggan
At nagiging banal kapag umiibig
Ano'ng tagal ko nang namamahay
Hihintayin kitá



Nagisíng ako isang araw na hindi na kitá mahal

*But love, hate on, for now I know thy mind;*
*Those that can see thou lov'st, and I'm blind.*
*– Shakespeare*

*Lay your sleeping head, my love,*
*Human on my faithless arm…*
*– W. H. Auden*

*Nagísing ako isang araw na hindi na kitá mahal.* At ngayo'y pilit kong iniisip kung ano ang mga dahilan. Kahapon, tumawag ka pa para itanong kung masarap ang aking ulam. Hindi ko masagot dahil kay tabáng-tábang ng kinain kong pananghalian. Kayâ sabi ko na lang, may lasa naman kahit papa'no. Paano magkakalasa ang tabáng? Hindi ko alam. Sabi mo, ipaglulutò mo ako ng sinigang. Isang súpot ng sampalok ang dinurog mo pero kay tabáng pa rin ng sabaw. Nahihiya lang akong hindi kumain, bakâ mapansin mong hindi ko ginalaw ang hapunan. Tanda kong humalik pa ako sa 'yo bago yakapin ang unan, tanda ko, humalik ka rin at nagreklamo akong masakit ang kasu-kasuan. Kumuha ka ng langis at hinaplos ang tuhod ko. Nanuot ang anghang, nakatúlog akong hindi na alam kung nanood ka pa ng TV, o nagbasá, o lumabas ng bahay. Nagisnan kitáng suot ang paborito mong boxers na hapit sa iyo,

hanggang ngayon, tuwing dumidilat
ako, hindi ko maiwasang hindi tumitig
dito—dito, ginising pa kitá para ipaalalang
kailangan mo nang magpunta ng banyo,
maligo. Inihanda ko ang briefs mo at sando.
Sabi mo, ikaw ang magluluto. Sabi ko, ako.
Tahimik kang kumain at sakâ nagbiro. Kay
lasa ng itlog. Ano pa ba ang ibang lasa ng
itlog? Hinalikan mo ako. Nais ko sanang
kagatin ang dila mo para malasahan ang
iyong dugo. O dilaan ang leeg mo tulad
ng ginagawa ko dati. Nakabihis ka na,
hindi ka na magbibihis muli. Kumaway
ako sa iyo at nagkani-kaniya táyo ng lakad.
Maghapon kitang iniisip. Napanaginipan
kitá. At paggísing ko kanina, iniisip ko
kung posible ba, Mahal—na magísing
ako isang araw na hindi na kitá mahal?





*Matagal kang maghihintay*
kahit may kutob kang
hindi siya darating.

Uuwi kang mabigat
ang paa at puso.

At pagbabâ ng sasakyan
parang nang-iinsultong
bubuhos ang ulan.

Malamáng na lalagnatin ka
dahil umiibig.



*Nilalagnat táyo kapag umiibig,*
Ang buong katawan ay lukob ng init;
Nasusunog táyo ng antigong apoy—
Lagablab sa hungkag na kaibuturan

Na di maapula sa ‘tin may ibuhos
Ang tubig sa lahat ng dagat at ilog;
Pagkatupok nati’y mahihinto lámang
Kapagka napunan ng yakap ng mahal.

Madarama niya ang init ng init,
At kung mahal táyo’y kanyang titiisin
Ang lapnos at pasò na sagad sa laman,
Tatagos sa ating mga kaluluwang

Gagalíng sa apoy ng lagnat-pag-ibig,
Habang naaabo ang ating daigdig.

## 04

*Hindi ka dumating sa tagpuan natin* at biglang
umulan. Nakisilong ako sa isang masikip
at murang inuman. Ayaw kong mabasâ
at bakâ lagnatin kayâ nakitambay habang
umiinom ng serbesang ngayo'y sinlamig ng
daang lunoy na sa baha. Hindi na makayá ng
baradong bambang ang naipong tubig. Apáw
na ang kanal. Habang sa tabí ko, parang
nang-aasar ang birit ng isang lasing na
obrero—pag-ibig daw niya'y singtamis ng
wine/singtatag ng sunshine. Pero umuulan
at kay pait-pait ng serbesang aking pilit
inuubos at di ko makità ang kahit katiting
na sikat ng araw. Gusto kong manapak
para maramdaman kung ga'no kasakit
ang di mo pagdating sa ating tagpuan.

## 05

*Bago matúlog, lumalabas ako saglit sa bahay*
para langhapin ang hangin kahit alam
kong alikabok lang naman ang papások sa
bagà ko. Iisiping manigarilyo pero hindi
masisindihan ang hawak na istik. Titingin
ako sa mga bituin na itinatago ng usok at
ningning ng lungsod. Kay liwanag ng mga
bituin sa Buliran na tinitingnan nating
pareho kapag tumatawid sa ilog kung gabing
nagugútom táyo at dumarayo sa lugawan
sa ibayo. Sigurado, pareho pa rin ang mga
bituin na tinitingnan ko at tinitingnan
natin nang sabay. Pero dahil wala ka,
parang kay lamlam ng lahat ng bagay.

06

*Naghihintay táyo kapag umiibig*
Kahit pa abutin ng buong maghapon,

Babantayan natin ang daang ulila
Sa yapak ng ating mahal na lumisan.

At lalabas táyo sa luksang tahanan
Upang salubungin ang kanyang pagbalik

Kahit alam nating siya'y natutúlog
Sa bisig ng ibang kanyang nakatalik.

At uupo táyo sa lilim ng langit
Na salat sa kislap ng mga bituin,

Ulan ay bubuhos, hindi matitinag
Sa paniniwalang siya'y magigísing.

Basâng magbabalik sa panglaw ng silid,
Hihimlay sa kamang maluwang, malamig.

Hindi maiidlip ang pusong kay t'yagang
Maghintay sapagkat táyo'y umiibig.

07

*Hindi ko matapos ang pagbása* dahil ayaw kong maramdaman ang sakít ng paghihiwalay ng mga bida sa hawak kong nobela, Anna Karenina. Ilang ulit ko na itong ipinagpaliban dahil sa suspetsang malungkot ang pagtatapos ng istoryang ito ng pag-iibigan sa gitna ng digma. Ayaw kong malumbay bago pa humimlay at magpaubaya sa yakap ng kama. Nais kong lumabas mula sa daigdig na pinasukan ko. Kathang isip ito at hindi totoo. Tulad mo. Gusto kong iwaksi ikaw at si Leo, nais nang matulog. Ngunit wala dito yaong aking antok, kasama mo ngayon, naiwan sa Moscow.

*Kung kailan kailangan* mong bumangon nang maaga, sakâ ka tinatanghali ng gising. Napuyat ka sa magdamag na pag-iisip kung ano ang mga gagawin ngunit hindi mo magawang gawin. Naghahanap ka marahil ng nakasanayang kape na parang kay tamis kahit walang asukal, noodles sa madaling-araw, tapik sa balikat, yaya na: Búkas na 'yan, matúlog na táyo. Hihiga ka sa kama na wala ang nakasanayang katabi, ang brasong inuunan mo sa gabi, ang mahinang hilik na parang simponiyang nagpapatulog sa iyo. Kailangan mong matúlog para muling gawin ang mga gawain kinabukasan. Babangon kang nakalutang at hindi maitapak ang paa sa labis na gaan ng pakiramdam. Kailangan mo ang bigat ng bisig ng katuwang. Wala siya kung kailan kailangan. Maiisip mo ang pisikal na katuturan ng mga bagay. Magpapatuloy kang magmahal kahit di mo siya kasáma dahil nananalig ka sa kapangyarihan ng sumpaan. Kailangan mong manalig kung kailangan.



*Napupúyat táyo kapag umiibig*—
Bumagsak man táyong pagód sa higaan,
Anyaya ng antok, ating tinatanggihan
Dahil naghihintay sa tawag ng mahal.

Lalamigin táyo kahit na magkumot,
Kay gaspang ng sapin ng kama at unan,
Magbibiling-biling habang nagbibilang
Ng mga sandali na walang paramdam.

At kapagka nag-ring ang tulóg na cellphone,
Bumabangon táyong landi't pakandirit;
Itatago natin ang sabik na boses
At magkukunwaring di táyo naghintay.

Mangangalumata dahil umiibig,
Sa mga usapang luma't ulit-ulit.

*Ayaw kong iasa sa iyo ang aking pandama.*

Pero hindi ko maikakaila:

Ikaw ang pinakamalalim kong lumbay,

Ang pinakamababaw na ligaya.



*Kinabukasan, iniisip ko pa rin ang nagdaang ulan.* Nais kitáng tawagan para itanong ang mga dahilan kung bakit hindi ka sumipot sa ating usapan. Gusto ko sanang sabihin mo na nakatúlog ka lang dahil napágod ka no'ng nagdaang araw; o nasira ang alarm, hindi ka nagising; o nagising ka nang biglang umulan. At dahil bumaha, di ka makatawid sa tulay na nag-uugnay magmula sa iyo, papunta sa akin. Pero maiisip kong wala namang tulay na dapat tawiran; bakâ di totoo ang mga nagdaan, pati na ang ulan.

*At natatameme kapag umiibig,*
Kahit punông-punô pa táyo ng angas,
Parang mga lobong agad nabubutas,
Impis at kuluntoy, nawalan ng hangin.

Pag di pa kaharap, bagyo ang damdaming
Nais isiwalat. Dila'y napupútol
Kapag kasáma na ang pinipintuho,
Hindi makaporma—supót ang diskarte.

At natatahimik: walang maapuhap
Na mga salitang pantukoy sa lahat
Ng humahalukay sa kaibuturan
Ng atay at puso. Walang nasasabi.

Kapag umiibig ay bumubulusok
Yaong ating yabang pasadsad sa puso.



*Natatákot ako na hindi totoo ang lahat ng ito.*
Salita mo lámang ang pinanghahawakan ko, na tila ba sa isang salita mo lámang ay gagaling na ako. Ngunit paano ka tatangan sa mga salita na wala ni hugis o kayâ ay anyo? Naglalakád ako ngayon sa pagitan ng pananampalataya at alinlangan, bangin ang nasa kaliwa at kanan. Kung mahuhúlog ako, maililigtas ba ako ng salitang mahal?

*Natatákot táyo kapag umiibig,*
Kay hirap ibigay ang buong sarili

Sa búkas na hindi natin mabanaag,
Lalo't kay liwanag ng kasalukuyan.

Nais na tiyakin ang hindi matiyak,
Ibig na angkinin ang lahat at lahat;

Gayong walang hugis at mukha ang tákot,
Hindi nakikíta o nahahawakan.

Kayâ sa hulihan, magpapaubaya
Sa lahat ng bagay na di sigurado.

Natatákot táyo dahil umiibig,
Hindi umiibig ang di natatákot.



*Tulad mo, may mga paruparo rin sa sikmura ko*
At dinadaga rin ang dibdib ko.
Siguro nga, Mahal, dahil umiibig táyo.

*Sumusugal táyo kapag umiibig,*
Kahit alam nating táyo ay dehado
Tumatayâ táyo kahit di manalo,
Kahit makabig pa ang puhunang puso.

‘Nilalatag natin ang lahat ng patò
Nagdarasal táyong di sana malasin,
Makuha ang alas ng kanyang pagtingin,
At tamaan sana ang kanyang damdamin

Nananalig táyong ngayon na ang araw,
Mabubunot natin ang reyna o hari;
Sakaling malanos ang ating puhunan,
Hindi madadalâ at muling susubok.

Dahil umiibig, sumusugal táyo
Kahit alam nating minsa’y walang laban.



*Pinatay ko na ang mga daga* na nananahan sa dibdib ko. Pero alam kong magliliparan pa rin ang mga paruparo sa iyong sikmura lalo na kung makikità ng iba ang mga retratong bigay mo sa akin. Sabi mo, hindi magtatagal ang mga sumpaan kapag inilihim. At nagtatanong ka: Gano’n ba kadali? Ayaw kong sumagot. Ayaw kong sukatin ang tagal at haba ng mga panahon. Sa halip, nais kong titigan ang lalim ng bakás na iiwan natin habang naglalakbay, magkahawak-kamay, táyong dalawa lang. Huwag ka lang bibitaw.



*Nahuhulog táyo kapag umiibig*
Magmula sa táyog ng tinitindigan,

Patungo sa loob at ubod ng puso
At búhay ng ating nais makapiling.

Sumasadsad lahat ng ating panukat
Sa ganda at bait, sa buti't kasam'an;

Kumikitid maging ang abot ng tanaw,
Nakikità lámang ay kaligayahan

Sa piling ng mahal. Sapagkat ang puso'y
Malawak, malalim, at walang hanggahan,

Pag nagpatihulog ay sirkero táyong
Iikot sa ere nang walang pansalo

Kundi ang pag-asang táyo'y mamahalin.
Laging nakaamba yaong kamatayan

Tuwing mahuhulog ang loob sa loob
Ng pinili nating handugan ng puso.

Nahuhulog táyo kapag umiibig,
Ngunit ubod-gaan táyong lumulutang.





*Manalangin táyo kapag umiibig*
At hilingin natin na táyo ay bigyan
Ng syota na kahit hindi kag'wapuhan
Ay makakakità niyong kagandahang

Nasa ating loob, ngunit lumalabas
Tuwing yayayaing siya'y makaniig
Habang tumutoma at nagkuk'wentuhan
Bigat ng dibdib n'ya'y ating bubuhatin

Ihihilíg niya ang kanyang balikat
Sa ating mungkahi, parang kaibigan
Na mahal nang labis, ang tugon sa ating
Pag-ibig na handang magpasan ng dasal

Kahit na madalas ay di nakikinig
Sa atin ang Diyos na niluluhuran.

*Anyway, ganito 'yon*: virtual ang relasyong ito. Naroon siya sa isang place na di ko alam kung saan dahil di naman nag-a-appear sa status ang location niya, di siguro naka-on. Parang gano'n. Though alam ko at times, it appears na nasa Caloocan siya o Malabon, KAMANAVA area, di lalabas do'n. Parang gano'n. Nag-comment siya sa status ko, medyo maangas kayâ sumagot ako. After a while, tiningnan ko ang profile niya at na-realize ko na guwapo. At matalino. In fair, tama ang grammar, may point. Parang gano'n. At that time, I was talking about China. China! Ni hindi love, ni hindi something pabebe! He was commenting on a topic of utmost importance to the nation. Imagine, habang ang lahat ay nalolokο sa AlDub, ang concern niya ay ang Inang Filipinas! Paano nga naman kung giyerahin táyo ng mga Tsino? So I added him. He accepted me. Hindi, hindi ako nagtanong if the acceptance is for all eternity. Masyado pang maaga para sa walang hanggan. H'wag gano'n—kahit sa virtual na daigdig, bakâ may forever—h'wag gano'n. Parang gano'n. Sana nga gano'n.



*Jomujologs táyo kapag umiibig,*
Nawawala lahat ng sophistication,
Wala nang subtlety ang nararamdaman,
Nalilimot natin ang salitang elán.

Kundi binibilang kung ilan nang beses
Nag-send ng emoji't istiker ang beybi,
At kung hindi mag-text, parang merong sili
Ang puwit na tila may tiwa, bulate.

At magsi-set táyo ng engrandeng eyeball,
Papraktisin natin ang hugot at pick-up,
Ang mga pamatay na mga boladas
Sa FB friend natin na one
month nang ka-chat.

Agad papalitan ang ating status,
Kay bilis, kay gaang: pag-ibig na jologs.

*Sa katanghaliang gulang,* hindi na bagay ang labis na magmahal. Dahil sandali na lámang ang mga natitira mong araw. Sakaling mahalin ka ng iyong minamahal, sasaktan mo lang siya kapag naiwanan. Hindi mo siya iiwan ngunit maiiwan siya sakaling dumating ang araw na kailangan mo nang harapin ang hangganan ng pagiging mortal. Sasabihin ko ito sa iyo kapag dumalaw. Sasabihin kong hindi na kitá mamahalin nang labis para hindi ka labis na masaktan. Mamahalin kitá nang sapat lang, hindi labis, walang kulang. Hanggang sa mga natitira kong araw.



*Bumabatà táyo kapag umiibig*
Kahit ang bumbuna'y panot na o pilak;

Kulubot nang balát, muling mauunat,
Baguntao táyo sa sigla at tikas.

Namumulang lagi ang pisngi at tungki
Ng ilong sa tuwing susulyap sa irog;

Ang maikling buhok, muling humahabà,
Parang tandang táyong muling kimikikig.

Nakakáya nating gising sa magdamag
Na hawak ang cellphone kahit nangangalay,

Nagigísing táyong maagang-maaga't
Muling naghihintay sa kanyang pagtawag.

At makokontento kahit di magkitâ,
O kayâ'y sa munting pagdidikit-palad.

Sa yakap o usap, kahit ulit-ulit,
Para bang naabot na natin ang langit.

Dahil bumabatà táyong umiibig,
Ang damdamin nati'y nagiging dalisay.

*Nagtatanong táyo kapag umiibig,*
Parang hindi sapat kahit na ang mahal,
O ang pananalig sa nararamdaman.
Ika'y mangungulit, kayâ sasagutin:

Minamahal kita dahil sa pulang briefs
Na suot-suot mo sa iyong larawan—
Sa itinatagong mga kahinaan
Sa likod ng iyong matikas na tindig.

Magdududa ako: magtatagal kayâ
Ang panata nating hanggang ngayo'y lihim?
Hindi ka sasagot ngunit sumisilip
Ang kaligayahan sa pilyo mong titig.

Magtatanong ako: ba't mo ako mahal?
Nagmamahal táyo nang walang dahilan.

*Idinadaan ko sa tula* ang mga nararamdamang
hindi ko masabi sa iyo. Hindi ko alam
kung makararating ang mga ito. Dahil
paano makalalakad ang tamad na lungkot
na namamaluktot sa kay lamig na puso?
Ayaw bumangon ng inaantok nang nasà na
takót tumulay sa makikitid na taludtod.
Nanunulay ang mga damdamin ko sa mga
salitang napupútol sa mga linya. Kung
mababása mo ito at maiintindihan ang
nakatagong libog sa likod ng lumbay,
hindi ito tula, Mahal. Hindi nadadaan
sa tula ang mga damdaming karnal.



*Tumutula táyo kapag umiibig,*
Para ilarawan ang ramdam na kilig
Dahil walang hugis ang salitang mahal,
Humuhúli táyo ng mga larawan—

Halimbawa: dagang nasa ating dibdib,
Mga palad natin na tigmak sa pawis,
Paruparong naro'n sa ating sikmura
O puso na sapul ng saksak o pana.

Gasgas nang larawan ang mga bulaklak
Kayâ maghahanap ng bagong boladas
Sasabihin natin: may tugma at sukat
Ang bawat araw ko nang ika'y mamalas.

Kahit talinghaga ay panis na mais,
Nagiging makatà táyong umiibig.

*Dahil tinotoyo ka na naman* sa di malamang
dahilan at iniisip ko na lang na abala ka sa
maraming gawain o hindi ka makakain nang
maayos dahil masakit pa ang kabubunot
na ngipin kayâ puro okay ang sagot mo sa
mga tanong ko kahit alam kong hindi okay
ang okay mo at gusto kong pag-isipan nang
husto kung saang lupalop nanggagaling
ang toyo mo pero alam kong totoyoin din
ako tiyak kapag hindi ko natuklasan kung
anong klaseng hayop itong toyo na ito na
nagpapagulo sa mundo nating pareho at
bigla kong naalala ang tanong mo kung
káya ko bang sakyan ang toyo mo at dahil
literal akong mag-isip at walang talinghaga
ang mga tulang isinusulat ko ngayon
gusto ko sanang sabihin sa iyo na hindi
nasasakyan ang toyo kundi nalalasahan at
sige na nga hindi sasarap ang adobo kung
puro sukà lang kahit may paminta, kahit
pa laurelyado, kayâ kailangan din natin
ng toyo paminsan-minsan at dahil dito sa
gitna ng hapunan, lalo kitang minamahal.



*Lumalabis táyo kapag umiibig,*
Ang lahat at lahat ay ibinibigay:

Mula sa mumunti na nakakayanan
Hanggang sa ihandog ang buong sarili.

Walang natitirá: nauubos táyo
Sa ubod ng ubod niyong pagkatao,

Nagliliyab táyo sa piling ng mahal
Walang naiiwan matapos matupók.

Alipato táyong sasama sa hangin
At magpapakislap sa bastardong dilim,

Maiiwan natin yaong iniirog,
Mamamangha dahil sa mumunting ilaw

Na mula sa bawat piraso ng banal,
Purong pagmamahal. Siya'y titingala

Upang magpaalam sa naghihingalong
Kislap ng pagsabog. At siya'y iibig

Sa atin nang labis: liglig, umaapaw;
Dahil ang di labis ay hindi pag-ibig.

*Nabubúlag táyo kapag umiibig*
Sa ningning na buhat sa mata ng mahal,
At tuwing tititig ay di na makità
Ang ating sarili, ang lahat ng bagay

Maliban sa kanyang mukhang tila araw,
Nagpapaliwanag sa dilim ng isip,
Papasok sa ating mga panaginip
Kahit na pumikit. At kahit maiidlip,

Patuloy ang kislap kahit na pusikit
Ang buong paligid. May ikatlong mata
Na nagpapalinaw sa di nakikità
Ng di nagmamahal. Dahil umiibig,

Nabubúlag táyo ngunit lumilinaw
Ang lakas ng kanyang mga kahinaan.

*Sabi mo, ang sarili ko lang*

At ang nararamdaman ko ang importante.

Inaalala kita hindi para sa iyo
kundi para sa akin.

At ang akala ko'y higit kitang mahal.



*Nagdaramot táyo kapag umiibig*
Inaari natin ang ating katalik
At ikinukulong sa yapos ng bisig,
Kinakandaduhan ng selyadong halik.

Pinapasok natin ang kaniyang loob,
Pumapasok táyo't doon nananahan.
Ayaw natin siyang umalis sa dibdib,
Ayaw maagaw ng malanding daigdig.

Atin lamang siya—kayâ't 'binabahay
Kahit na marupok ang pusong tirahan;
Kahit na mangalay ang ating kandungan
Di pakakawalan yaong iniibig.

Nagdaramot táyo, at humuhulagpos
Sa sakal ang mahal na di natin ari.

*Nagisíng na wala sa sariling kama.*

Nanaginip na kasáma ka gayong hindi.

Naririto ako at naririyan ka.



Walang tula na kayang ilarawan ang pag-ibig.

*Nagigisíng táyo kapag umiibig*
Na wala sa ating sariling tahanan,
Hindi natin alam kung bakit napadpad
Sa ibang kandungan habang natutúlog.

Waring panaginip, táyo ay babángong
Singgaan ng hangin ang puso't katawan,
Hahanapin natin ang hilik at likot
Ngunit kay payapa ng kumot at unan.



Iba ang katabi sa buong magdamag
Habang naririto sa ating hininga
Ang lansa at tamis ng ating asawang
Himbing pa sa ating kamang matrimonyal.

Di táyo umalis ngunit nakiapid
Sa unang pag-ibig na ating iniwan.

*Nawiwindang táyo kapag umiibig*
Parang nabubuang kung bilog ang buwan.

Naghahanap táyo ng mga dahilan
Kahit alam nating walang kahulugan

Ang mga damdaming ating dinaramdam.



*Nadadaya táyo kapag umiibig,*
Sa ningning na mula sa mata ng mahal;
Umaasa táyo sa mumunting titig,
Habang binabagtas ang daan ng lumbay.

Nalilisya táyo kung saan ang landas,
Kasuotan nati'y ating huhubarin.
Baliktad ang loob, susundan ang kislap
Sa gitna ng gubat ng litong isipan.

Pagdating sa hulí, saká malalámang
Nasa pusod pa rin ng panglaw ng dawag.
Sinusundan nati'y hindi ang pagliyag
Kundi ang ligalig ng damdaming t'yanak.

Di makauuwi, nadaya na táyo,
Dinaya na natin ang ating sarili.

*Sa gitna ng pagsulat ng mga tula ng pag-ibig,*
tatawag siya hindi para igiit na mas mahal ka
niya higit sa pagmamahal na káyang ibigay
sa iyo ng iba, kundi para sabihing kasáma
mo siya sa gitna ng dahas at lungkot ng
daigdig, di ka niya iiwan kahit siya'y iwan
mo, kundi ibibigay ka niyang maluwag ang
loob ngunit di lilisan, at matitigilan ka para
magmuni kung mananatili o magpapatupók,
habang iniisip ang mga dahilan kung bakit
ka pa sumusulat ng patungkol sa pag-ibig.



*Namamatay táyo kapag umiibig*
Lalo't nilalagnat sa lumbay ang puso

Kung di nakikità ang ating kasuyo
At hindi rin táyo pansinin man lamang.

Lalalâ ang ating abang pakiramdam
Kapag táyo'y kanyang tuluyang nilisan;

Hahanapin natin ang luksang paramdam,
Lagot ang hininga pag di binalikan.

Ililibing natin, hindi ang kasuyo
Kundi ang sariling nagtangi nang tapat;

Nabubúhay táyo para sa pag-ibig
Na din natin alam kung tama't totoo.

At hindi na táyo muli pang babangon,
Walang resureksyon ang wasak na puso.

Namamatay táyo tuwing umiibig
Sa pusòng hindi na káya pang magmahal.

*Umiibig táyo kapag umiibig*
Sa posibilidad ng mga pangako
Kahit ang daigdig ay panandalian
At laging may hanggan maging
walang hanggan.

Bibilangin natin ang bigay na rosas,
Ang mga monthsaries na di nalimutan,
Kung ilan ang message buong isang araw,
Kung ga'no kadalas ang tawag at dalaw.

Hanggang sa naising angkinin ang lahat:
Ang singsing, ang aras, pagkatao't oras;
Mangangarap táyo ng papel at bahay,
Ng kayang ihandog na marangyang búhay.

Dahil umiibig táyo sa pag-ibig
Nakakalimutan natin ang magmahal.



*Nasasaktan táyo kapag umiibig*
At nagkakasugat nang di namamalay,
Waring humahawak sa sundang na doble
Ang talim at talab sa 'ting kaluluwa.

Galos sa simula kung may panibugho,
Hahapdi ang hiwa kung may pagdududa.
Lalalâ ang antak tuwing madaramang
Maghihiwalay din táyo sa libingan.

Kakapítan natin ang kambal na talim,
Habang nahuhúlog sa kawalang-hanggan—
Bubulwak ang dugo sa hubad na palad,
Di mapaghihilom kahit ng pag-ibig

Ang dulot na kirot ng ating pagyakap
Sa pagmamahalang akala'y eternal.

*Dahil mahirap ang búhay, Mahal.*

Kayâ ayaw na nating mahirapang magmahal.





41

*"The most painful thing is losing yourself in*
*the process of loving someone too much…"*
*— Ernest Hemingway*

*Nawawala táyo kapag umiibig,*
Naglalakbay táyong walang paraluman

Sa laot ng lumbay dahil di malaman
Ang dahil kung bakit dapat na lumisan.

Iniiwan natin ang lahat sa búhay,
Nagpapatianod sa alon ng dibdib;

Hinahanap natin ang lisyang sariling
Binitbit ng ating lumisang pag-ibig.

At tatapak táyo sa ibang lupain,
Hindi na kilalá ang dating sarili,

Tutunguhin natin ang kailaliman
Ng isang daigdig na hindi pamilyar.

At hindi na natin mababanaagan
Ang dating hitsura ng nagdaang búhay,

Binabago táyo pagdating sa dulo
Ng lakarang walang punò at dahilan.

Nawawala táyo't mahahanap lámang
Sa píling ng ating nawawalang mahal.

*Nagdududa táyo kapag umiibig*
Sa katotohanan ng lahat ng bagay,
Ayaw maniwala sa nararamdaman
Lalo't ang pagsinta'y marubdob at labis.

Munting kamalian ay nagiging binhi
Ng tampo at muhi na agad yayabong—
Abalá sa iba pag di nagparamdam,
Itatanong natin kung siya'y totoo

O bahagi lámang ng nasà't pithayang
Mayroong magmahal at may mamahalin.
Iisipin natin ang kanyang intensyon,
Mag-aagam-agam maging sa sarili.

Ngunit di bibitaw; dahil umiibig
Nagdududa táyo't nagiging marunong.



*Sa pagitan ng dilim at liwanag,* sinusubukan kong maaninag ang mga letra sa hawak kong sulat nang hindi sinisindihan ang ilaw para subukan kung makikità ko pa nang malinaw ang mga bagay. Isang mahabang guhit na lámang ang mga titik sa dilaw na ruled pad na ipinadala mo noong huli akong dumalaw. Pero hindi ko bubuksan ang ilaw. Susubukan kong alalahanin ang nakasulat sa papel kahit hindi ito nakikità. Sabi mo: Huwag mong bilangin ang lungkot tuwing hapóng hindi ako makauwi; o ang umaga ng pagbángong wala ako sa 'yong tabí. Ay! Mahal, hindi ko na binibilang ang lumbay na dumarahas sa akin bawat araw.

*Namimingaw táyo kapag umiibig,*
Ang buong daigdig ay sakdal-tahimik,
Walang naririnig kung hindi ang tibok
Ng pusóng payapa't tila matang-tubig.

Sapang bumubukal ang mga rekwerdo:
Mga batà táyong ngayo'y naliligo
At nagtatampisaw nang hubo sa batis
Walang pakialam sa ating kahubdan.

At magbabasâan hanggang sa tanghali,
At magkakainan kapagka nagutom,
Hihiga sa latag ng damit na gusot,
Sakâ kikiligin sa daraang hangin.

Mamimingaw táyo sa nagdaang musmos
Na pag-iibigang di saklot ng libog.



*Di ako nangakong magiging madali* ang lahat ng bagay. Hindi ko sinabing káya kong hawakan ang kinabukasan. Ang sabi ko, Mahal, paghandaan natin ang hirap sapagkat mahirap ang búhay. Mortal lang din akong nakatangan sa iyong mga binitiwang salitang agad kong pinanday sa puso't ginawang sandata upang malabanan ang naglisang hayop sa daanang ito patungo sa nais nating paraiso. Naglalakbay ako na punô ng takot sa lahat ng bagay na p'wedeng mangyari. Ngunit kasáma ka, ano ang hindi ko maaring kayanin?

*Tumatapang táyo kapag umiibig,*
Susuong sa talim ng laksang panganib
Ng sanlibong sundang na nangakaharang
Sa daanang lipos ng ano at bakit.

Kahit walang sagot, ating lalanguyin
Ang lawak ng tubig at dilim ng unos;
Huhulihin natin ang kidlat at kulog,
Iipunin natin sa palad ang ulan—

At ipaghahandog sa nais kapiling
Kahit hindi alam kung mayro'ng pag-asa;
Sumusugod táyo sa mga labanan
Kahit na maratay sa lumbay ang puso.

Dahil tumatapang táyong umiibig,
Umiibig táyo kahit di ibigin.



*Ang sabi mo Mahal,* huwag kong dadalhin sa aking pagtúlog ang lahat ng iyong mga kahinaan, mga pagkukulang tuwing mawawala at mayro'ng pagitan sa ating dalawa. Nahihirapan ka na muling bumangon tuwing maiisip na puwedeng mawala rin ako kung ika'y humihimlay diyan sa ibang higaan. Kagigísing ko lang, ni di ko magawang silipin kung anong hitsura ng langit sa umagang ito—kung umuulan ba o umaambon lang at kung maaaring lumabas ng bahay para makabili ng paborito kong pandesal na puwedeng pamawi ng hapdi ng aking sikmurang halos kagabi pa di nasasayaran ng kahit ano man. Bumangon ka, Mahal, at iisipin kong maganda ang sikat ng araw sa silid na iyong kinaroroonan; hindi umuulan, ni di umaambon. Aalisin ko na ang itinalukbong na tampo kagabi habang giniginaw. Ganito siguro: natutúlog táyo't kusang iniiwan sa iiwang kama ang lahat ng nais isumbat na gálit sa lahat ng ating mga kahinaa't mga pagkukulang; dahil umiibig.

*Mandirigma táyo kapag umiibig*
Siil na damdami'y nais palayain
Sa di maari't mga pagbabawal,
De-kahon, gasgas nang likaw ng pagsuyo.

Pílit na bubuksan ang mga piitang
Sumikil sa ating nasà na umirog
Nang di nagbibiláng kung ilan, magkano
Yaong makukuha kapalit ng puso.

Wawasakin natin ang mga sisidlan
Ng mga pag-ibig na itinatago,
At babaliktarin ang buong lipunang
Tagibang ang tingin sa 'ting pagmamahal.

Maaring mamatay sa pakikidigma,
Ngunit puso nati'y lalayà, lalayà.



*Matúlog ka, Mahal,* huwag nang isipin ang sagot sa tanong kung káyang tanggapin na ako'y itago. Hindi man ilantad, itanim lang ako sa isang bahagi ng munti mong puso. Uusbong akong tila pag-aari ang iyong daigdig. At ako'y yayabong at mamumulaklak, di mo mapipigil ang paghalimuyak kahit nasisiil ang aking talulot ng mga hanggahang ngayo'y bumabakod sa iyong sinukob. Tuwing gigising ka ay masasamyo mo ang sariwang hangin na mula sa harding nása iyong loob. Naroroon ako, inaalagaan ang munting piraso ng bigay mong puso. Mag-uugat ako't hindi na lilisan.

*Mananahan táyo kapag umiibig*
Matapos mapágod sa paglalagalag
Sa arkipelago ng taksil na nasà,
Matapos humimpil sa mga daungan

Ng lisyang damdamin na dumadaluyong.
Táyo ay gagaod pabalik sa pulo
Na nakasanayan, tatápak sa lupang
Hindi inaalon yaong pakiramdam:

Kundi inuugoy sa duyan ng dantay
Ng binting kay gaan, yakap na mahigpit,
Init ng hiningang papawi sa lamig
Na ating dinanas sa gitna ng tubig.

Hindi na aalis, táyo'y mananahan
At mapapahinga sa kaniyang dibdib.



*Lumalaswa táyo kapag umiibig,*
Birhen táyong puta pagharap sa altar
Huhubarin natin pagpinid ng silid
Ang lahat ng ating mga kahihiyan.

Magbabalik táyo sa kawalang-muwang,
Dadamhin ang haplos ng basal na palad;
Maliligo táyo sa pawis at halik,
Magbabanlaw táyo ng himas at titig.

Magsisiping táyong tila walang búkas
Sa hardin ng ating tagông paraiso,
Susumpang kaylan ma'y hindi na hahanap
Kahit parausang kandungan at bisig.

Ang laswa ay laswa kung kulang sa init;
Sa piling ng mahal: banal ang pag-ibig.

## 52

*Hindi ang yakap, o ang halik, hindi*
Ang dilang bumabasâ sa bawat
Kong panaginip, o gumigísing
Sa aking naiidlip kung labis

Ang págod, kung nakakatulugan
Ko ang mahina niyang pagkiskis
Sa aking binting nangangalay
Sa maghápong paglalakad

Sa kalsadang masisikip,
Paghihintay sa masasakyang
Bus o jeep; hindi ang dantay
Na nagpapabigat sa aking tiyan,

Hindi ang hilik niyang gumigising
Sa akin sa madaling-araw;
Kundi ang dibdib niyang umaalon,
Ang hiningang dumadampi

Sa labì kong natutuyo't naghahanap
Ng anumang maiinom; may
Disyertong bumabangon tuwing
Ako'y nagmumulat, nakikitàng

Nakatúlog na rin siya't hinayaan
Na lang akong makatúlog,
Dahil pagód, dahil patâ ang katawan
Sa pagkayod; sa dibdib n'ya,

Naroon ang karagatang hindi
Ko pa naaarok, sumisisid
Ako ngunit hindi pa rin nalulunod,
Sinasalat ang alat niya ng dila ko.

## 53

*Pagkatapos nito,* nais kong dalhin mo ang mga piraso ng baság kong puso sa iyong bakuran. Itanim mo ako sa hardin ng ating lihim na sumpaan. Huwag mo nang diligan, hayaan mo akong mabúhay sa dahas ng pagmamahal mong minsa'y naririyan, madalas ay wala dahil naglalakbay sa mga lupalop ng tákot at nasà. Maiiwan akong tahimik na tanod sakaling umusbong habang ika'y wala. At magkakalilim katulad ng punò; aasang sa akin ka pa rin sisilong kapagka matindi ang sikat ng araw; pagkatapos nito.

## 54

*Dalawang linggo lang kitang hindi nadalaw*
Pero hindi ko na alam ang kay tagal—

Lumilipas pa rin naman ang mga araw,
Ngunit hindi ko nabibilang.

Lagi akong nauuhaw, kahit laging umiinom
Ng tubig; nagugútom kahit ngumangata

Maya-mayâ ng matamis.
May kung anong pait
Na nananatili sa dila kong kay tagal

Nang hindi nakararanas ng halik.
Kanina, itinanong mo sa akin kung bakit

Hindi man lámang ako sumaglit.
Wala akong maisagot kayâ idinampi

Mo ang labì mo sa aking bibig. Ay!
Nagkalasang muli ang lahat

Ng tinikman ko, nabilang kong muli
Ang bawat segundo na magkasáma táyo,

At naalala ko ang tagal, ang saglit,
Ang mga espasyong nakapagitan

Sa atin na muling pinaglalapit ng pag-ibig.



*Di na táyo nagkikità* nitong mga nakakaraang araw dahil sa dami ng dapat gawin. Waring kay lapit ng tatlong oras ngunit kay layo ng mga bagay na dapat pang tapusin. Matutúlog akong báon ang pag-asa na matatapos din ang pagkaabalá sa maraming bagay. Walang katapusan kang naghihintay kahit hindi ako nakadadalaw. Hindi kitá mapapanaginipan sa sobrang págod pero ramdam ko ang bigat ng binti mong nakadantay habang nakatagilid ka sa masikip mong higaan. Naamoy ko ang iyong buhok sa aking unan. Matatápos din ang mga ito, at ipinapangako kong hindi táyo matatápos, Mahal.

*Nabubuo táyo kapag umiibig*
Matapos mapilas ang mga damdamin
Sa paulit-ulit na pagkakapútol
Ng mga relasyong sa ating akala

Ay walang hanggahan, ngunit natatápos
Sa paghihiwalay. Táyo'y naiiwang
Kabiyak na lámang, tila mga anghel
Na iisa'ng pakpak, hindi makaangat

Kahit na piliting kumampay pataas.
Hinahanap natin ang ating kabiyak
Sa makakasiping, makakapareha.
At kapag nakità, magkaakbay táyong

Magpapaimbulog sa kaitaasan—
Sapagkat buo na dahil umiibig.



*Dahil dati, hindi ako naniniwala sa walang hanggan.* Pero hinawakan mo ang kamay ko at ipinakita sa akin ang langit. Matagal nang patay ang mga bituin, sabi mo, pero nakikità pa rin natin ang liwanag ng kanilang pagsabog. Namamatay ang mga táong umiibig at iniibig, ngunit hindi ang pag-ibig. Araw-araw akong sumasambulat dahil sa 'yong pagmamahal.





*At nagiging banal kapag umiibig*
Kahit yaong lukob sa libag ng salà
Umaahong ligtas, tila bagong táong
Layà na sa kanyang sariling imp'yerno.

Punô ng pag-asa na ipahahayag
Ang biyayang mula sa táong minahal,
At di masasaklaw ng simbaha't batas
Ang mga damdaming pinapaging-banal

Ng katotohanang napawi ang lumbay,
Gumaan ang dibdib, at di mag-iisa
Sa samà ng daigdig ang táong nabuo
Ang wasak nang altar dahil sa tipanan—

Ang luma at bagong mga kasulata'y
Magliliyab dahil sa ating pag-ibig.

*Ano'ng tagal ko nang namamahay,*
Pabiling-biling dahil wala
Ang nakasanayang dantay—

Ang yakap mong nagtatanggal
Ng ginaw; dahil wala
Ang nawalay na unan—

Ang bisig mong gayong kay tigas
Ay waring kapok sa loob ng punda
Na burdado ng iyong mga tatô;

Dahil wala ang pamilyar
Na hiningang dumadapyo
Nang marahan sa aking pisngi;

Dahil wala ang hilik
Na humehele sa akin
Hanggang managinip—







Na naroon ako sa ating silid,
Yakap ka nang mahigpit,
Dibdib sa dibdib, sa tahanang

Kay tagal ko nang nais
Na bumalik, magbalik, ngunit
Namamahay ako ngayon

At hindi pa naiidlip at waring
Walang katapusan ang gabi,
Hindi ako makabangon,

Hindi makauwi sa bahay, sa iyo.
Namamahay habambuhay
Hangga't ika'y di kapiling.

*Hihintayin kita*
Nang sanlibong gabi

Sa hardin ng ating
Tagpua't pangarap.

Titingin sa buwan,
Kahit walang buwan,

Kahit na madilim,
Kahit na madilim.



*Nagisíng ako isang araw na hindi na kitá mahal.* At ngayo'y pilit kong iniisip kung ano ang mga dahilan. Kahapon, tumawag ka pa para itanong kung masarap ang aking ulam. Hindi ako nakasagot dahil kay tabáng-tábang ng kinain kong pananghalian. Kayâ sabi ko na lang, may lasa naman kahit papa'no. Paano magkakalasa ang tabáng? Hindi ko alam. Sabi mo, ipaglulúto mo ako ng sinigang sa misu. Isang súpot ng sampalok ang dinurog mo pero kay tabáng pa rin ng sabaw. Nahihiya lang akong hindi kumain, bakâ mapansin mong hindi ko ginalaw ang hapunan. Tanda kong humalik pa ako sa 'yo bago yakapin ang unan, tanda ko, humalik ka rin at nagreklamo akong masakit ang kasu-kasuan. Kumuha ka ng langis at hinaplos ang tuhod ko. Nanuot ang anghang, nakatúlog akong hindi na alam kung nanood ka pa ng TV, o nagbasá, o lumabas ng bahay. Nagisnan kitáng suot ang paborito mong boxers na

hapit sa iyo, hanggang ngayon, tuwing dumidilat ako, hindi ko maiwasang hindi tumitig dito—dito, ginising pa kitá para ipaalalang kailangan mo nang magpunta ng banyo, maligo. Inihanda ko ang briefs mo at sando. Sabi mo, ikaw ang maglulutò. Sabi ko, ako. Hindi ka pumayag. Masayá kang kumain at panay ang biro: Kay lasa ng itlog. Ano pa ba ang ibang lasa ng itlog? Hinalikan mo ako. Kinagat ko ang dila mo at nalasahan ang iyong dugo, dinilaan ang leeg mo tulad ng ginagawa ko dati. Nakabihis ka na ngunit muling nagbihis ng pambahay. Hindi ka na muna papások sabi mo, dahil ayaw mong magkani-kaniya táyo ng lakad. Matagal na nating hindi nagagawa ito: ang humiga at maghápong mag-usap tungkol sa mga walang kuwentang bagay na nang muli nating pag-usapan ay waring naging pinakamahalagang paksa sa buong uniberso. Matanda na ako at madali nang mapágod kayâ nakatúlog. Nanaginip ako sa panaginip mo: nananaginip ka ng panaginip ko. At paggisíng ko, Mahal, natanto kong hindi bagay, na gumísing isang araw na hindi na kitá mahal.

## PASASALAMAT

Pasasalamat at pasintabi sa mga kaibigan na pinagkunan ko ng ilang ideya at paksa ng mga tula: Joselito D. delos Reyes, para sa *Lumalaswa táyo kapag umiibig*; Jonathan C. Balsamo para sa *Lumalabis táyo kapag umiibig*; Largo Labor para sa *Nahuhulog táyo kapag umiibig*, at Eros Atalia para sa *Tumutula táyo kapag umiibig*;

Sa mga unang nagbasá ng manuskrito: Niles Jordan Breis,  Reyzeljan de los Trinos, MJ Rafal, at sa aking ate, Romulo Baquiran Jr., at sa mga kasama ko sa Lira at sa Katig Writers Network;

Kina Gen, Beth, at Julian: mga palagiang kaibigan kahit na malayo;

Kay Mark at kay Jemark, inaanak; at sa aking pamilya sa patuloy na tiwala at paniwala;

At sa Team Afternoon Chenelyn ng ABS-CBN GMO Unit: Bing Castro-Villanueva, Alpha Fortun, Jaja Amarillo, Nikki Bunquin, at Carlo Katigbak—na unang nakinig sa mga tulang narito, sa pagitan ng mga miting.

Ang sipi ng liriks sa Tula #4 na Singtamis ng wine/singtatag ng sunshine ay mula sa awiting

*Sinta* ng Aegis. *Kapag Ibig* ang unang pamagat ng koleksiyon, mula kay RR Cagalingan. Pero nakumbinsi ako ni Joselito na palitan ang titulo ng Hindi Bagay para raw hindi masyadong nakakaumay ang aklat; magkaroon man lang ng subtlety kahit sa pamagat.

Kakambal na aklat ito ng Bagay Táyo na inilathala rin ng Visprint, kasabay ng librong ito. Salamat kay Nida sa pangungulit para matapos ang dalawang aklat.

## ANG AUTOR

Makatà at manunulat ng dulâng pampelikula at pangtelebisyon si JERRY B. GRÁCIO. Ipinanganak sa Tondo at lumaki sa nayon ng Nenita, Mondragon, Northern Samar, siya ang kasalukuyang Komisyoner para sa mga Wika ng Samar-Leyte sa Komisyon sa Wikang Filipino. Noong 2015, iginawad kay Grácio ang Southeast Asia (SEAWrite) Award sa Bangkok. Nakatirá siya ngayon sa Lungsod Valenzuela.